# Buwanan at Taonang Rates sa Gustong Magpa-Advertise

| | Original Rates | Monthly 20% Discount | Yearly 30% Discount |
|---|---|---|---|
| Center spread pages | 300 | 240 | 210 |
| Inside front cover full page | 250 | 200 | 175 |
| Inside back cover full page | 250 | 200 | 175 |
| Regular cover full page | 200 | 160 | 140 |
| Half page | 100 | 80 | 70 |
| Quarter page | 50 | 40 | 35 |

Para sa karagdagang impormasyon tawag sa 4712574 ext 109, hanapin si Ahmad Yusuf o sa kanyang mobile no.97259605

*Pag-usapan po natin!*

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya








Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 4712574
Fax (965) 4712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
Email: info@kpccenter.com
General Supervisor
Khalid Abdullah Al-Sabea
Executive Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Assistant Executive Director
Men Section
Ust. Abu Ubaidah Satol
Assistant Executive Director
Women Section
Usta. Halima Mantawil


Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.



Ipadala ang mga komento at mga katanungan sa info@kpccenter.com





# Editoryal



May kasabihang mas lumikha ng ingay ang isang lata na walang laman. Totoo ito. Maraming kababayan natin ang hanggang ingay na lang, puro puna at wala namang maibigay na mas magandang idea. Subukan mong maghain ng isang opinion o paniniwala, uulanin ka ng mga batikos at mga komentaryo. May dalawang uri lamang ng tao dito sa mundo, ang may alam at ang wala. Dahil mas marami ang walang alam kaya siguro maingay ang mundo ngayon.

Tutol sa mga pagbabago, ito ang madalas nating mapansin sa ating mga sarili. Karamihan sa atin ay hindi hilig na subukan ang mga makabagong-likha. Pakiramdam natin mas ligtas tayo sa pamilyar na pamamaraan at ang bago sa tingin natin ay maaaring maging mapanganib. Ito ay hindi lamang sa mga pamamaraan ng trabaho ngunit maging sa mga pagkain, mga ideya, mga damit, mga libangan, at maging sa pulitika. Tulad ng "charter change o cha cha".

Ang unang pagtatangka ng "charter change" sa ating Saligang Batas ay sa ilalim ng dating pangulong Fidel V. Ramos. Sa hanay ng mga iminungkahing pagbabago kasama ang paghahalili sa isang parlyamentaryong sistema. Marami ang tumututol dito. Nagkaroon ng isang "rally" sa Rizal Park. Tinatayang kalahating milyon ka-tao ang dumalo. Sa ilalim ni dating pangulong Joseph Estrada, nagkaroon ng isang katulad na pagtatangkang baguhin ang saligang-batas. Ang prosesong ito ay may katagang CONCORD o Constitutional Correction for Development. Tulad ng kanyang hinalinhan, ang administratibong Estrada ay inakusahang nagtutulak ng "charter change" para sa kani-kanilang mga sariling interes. Sa ilalim ni Pangulong Arroyo, ito ay itinuturing bilang isang mataas na prority. Hanggang ngayon ay di pa rin tapos ang mga balitaktakan at mga debate.

Tulad ng binanggit ni kabayang Ivan Quiwa, "ang charter change ay hindi solusyon sa lahat ng problema ng bansa… sa usaping politika at ekonomiya, walang "isang sagot". ..Lahat ng panukalang pampulitika at ekonomiya ay may kabutihan at mayroon ding kabayaran na kapalit….bawat benepisyo…may katumbas itong sakripisyo…tulad rin nito ang mga pagbabago sa "exchange rates". Kapag lumalakas ang piso, masaya ang mga importers …subalit apektado ang mga exporters. Apektado din ang mga OFWs dahil bumababa ang halaga ng dolyar…ang "charter change" ay marahil may maidudulot na kabutihan sa ating bansa, subalit ito ay may katumbas na kabayaran. Ganun din kung walang "charter change" na mangyayari."

Sa demokrasya lahat ng opinion ay mahalaga. Uulan man ng mga batikos at mga komentaryo, sana naman ito'y galing sa mga taong may alam at hindi sa mga taong gumagawa lamang ng ingay, tulad ng isang lata na walang laman.

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya
ullessis@yahoo.com

# CHA CHA – ANO ANG DAPAT MONG MALAMAN

Sa isinagawang survey ng Social Weather Stations (SWS), tatlo sa bawat apat na Pilipino ang walang sapat na kaalaman ukol sa pagbabago ng Saligang Batas. Marapat lamang na ang lahat ay magkaroon ng malawak na kamulatan ukol dito, sapagkat nakasalalay sa taumbayan ang pagpasya ng gawaing pag-amyenda sa Konstitusyon.

Ang charter change o "cha-cha" ay ang pag-amyenda ng mga probisyon na napapaloob sa ating Saligang Batas. Ang kasalukuyang Saligang Batas ay naisulat noong 1987, o mahigit dalawampung taon na ang lumipas. Bagkus, may mga probisyon na nararapat nang baguhin upang maging akma at tumugon sa hamon ng makabagong panahon.

Dahil sa mapanirang pulitika na bumabalot sa ating bansa, ang tiwala ng taumbayan sa ating mga lider ay nabahiran na. Kung kaya't anumang hakbanging pampulitika, bagamat napapanahon at makabuluhan, ay pinagdududahan at pinaghihinalaan. Nakalulungkot isipin na ipinamamalas nito ang patuloy na pagkabulok ng ating sistemang pampulitika na kung saan napakahirap para sa sinumang pinuno na magsagawa ng anumang pagbabagong naglalayon ng pagsulong.

Batid ng Pangulo ang pagkabigo ng kasalukuyang sistema at pangangailangang pagkalooban ng higit pang kapangyarihan ang mga pamahalaan lokal. Dahil dito, minarapat niyang mas bigyan ng pansin ang pangmatagalang interes ng bansa kaysa sa panandaliang pampulitikang pakinabang.
Nagpahayag na si Pangulong Arroyo ng kanyang hangarin noong mga nakaraang State of the Nation Address. Gayunpaman, ang paksang ito ay itinakda niya sa Kongreso sapagkat ito ang karapat-dapat na institusyon na siyang susuri at titiyak sa isyung ito.

Mas sang-ayon ang Pangulo sa constituent assembly kaysa sa constitutional convention. Mas praktikal ang constituent assembly. Ang pagbuo ng constitutional convention ay daraan muna sa proseso ng paghalal ng mga delegado. Ang mismong convention na nabuo ay nangangailangan din ng karagdagang pondo para sa mga sweldo, kagamitan, at kasangkapan ng mga delegado. Ang kabuuang gastos para sa pagbuo ng isang constitutional convention ay tinatayang aabot sa P6 billion. Maaari nating gamitin kung ano ang nariyan na - ang ating Kongreso. Hindi na natin kailangang lumikha pa ng panibagong convention na nangangailangan ng tauhuan at pondo na ang tanging layunin ay amyendahin ang Saligang Batas.

Iminungkahi ng Pangulo na simulan na ang malawakang debate ukol sa charter change, at siya'y bukas sa lahat ng ideya at argumento. Gayunpaman, muli, kanyang itinakda sa Kongreso ang pagtalakay sa isyu ng charter change.

Maraming Pilipino ang tutol sa charter change. Likas lamang sa tao ang tumutol sa pagbabago, lalung-lalo na kung hindi ito lubusang nauunawaan. Ito ang nagtulak sa Pangulo upang pasimulan ang malawakang debate at talakayan sa charter change.

Sabi nila, ang Senado daw ay tumututol sa charter change. Hindi natin dapat tingnan ang isyung ito bilang tunggalian ng mga institusyon kundi isang makatwirang debate tungo sa iisang layunin. Ang pag-usbong ng sinasabing "House 32" na tutol sa kampanya para sa charter change at ang pagpapakita ng kanilang posisyon ukol dito ay isang mabuting panimula ng malawakang debate sa charter change. Makapagdudulot ito ng mas malinaw na depinisyon ng mga isyu at posisyon mula sa bawat panig. Nais ng Pangulo na ilapit sa taumbayan ang mga talakayan at debate ukol sa charter change, kung kaya't kanyang inilabas ang Executive Order No. 453. Ang mga sang-ayon at tutol sa charter change ay hinihikayat na pag-usapan sa pamamagitan ng malaya at bukas na debate ang mga tiyak na isyung may kinalaman sa buhay nating mga Pilipino.




Ang mga tiyak na isyu ang dapat pag-usapan ay ang mga isyu ng pederalismo at pagbabago ng sistema ng pamamahala mula presidensyal tungo sa parlyamentaryo. (www.pia.gov.ph) AYA

# ANO ANG SISTEMANG PEDERAL?

Ang sistemang pederal ay ang pagtatag ng maliliit at nagkakaisang mga estado na sakop ng isang pamahalaan sentral. Magkakalapit ang mga estado kung kaya't malakas ang kanilang ugnayang pang-ekonomiya. Ang Estados Unidos, Canada, at Australia ay ilan sa mga bansang sumasailalim sa sistemang pederal. Ang mga nasabing bansa ang nagungunang destinasyon para sa mga Pilipinong nagnanais na mamuhay sa ibayong dagat. Kalapit sa atin ang Malaysia na may pagkakatulad sa ating kultura. Sa isang pederal na sistema, ang kapangyarihan at tungkulin ng pamahalaang sentral ay itinakda at binibigyan ng limitasyon ng Saligang Batas. Ang mga ibang tungkulin ay isinasagawa ng mga hiwa-hiwalay na mga state-provincial unit.

Sa sistema ng pamahalaan, parehong presidensyal at parlyamentaryo ay maaaring sumailalim sa sistemang pederal. Ang Estados Unidos ay presidensyal at pederal samantalang parlyamentaryo at pederal naman ang sa Malaysia.

## ANO ANG PINAGKAIBA NG SISTEMANG PEDERAL AT SISTEMANG UNITARY SA KASALUKUYANG PINAIIRAL SA ATING BANSA?

Sa loob ng sistemang pederal, mababawasan ang pangkalahatang kapangyarihan ng pamahalaang sentral. Itinatatag ang mga state government bilangregional localities na may kapangyarihan at kakayahang isaayos ang mga isyung lokal ayonsa pangangailangan at hangarin ng mga tagaroon. Isinasakatuparan nito ang mga prinsipyo ng autonomiya ayon sa Local Government Code of 1991. Ang pamahalaang pederal ay maaari pa ring magkaroon ng natatanging kapangyarihan at tungkulin sa mga bagay-bagay gaya ng pambansang seguridad, ugnayangpanlabas,halagang piso, pambansang komersyo, at pagkamamamayan. Sa sistemang unitary, halos lahat ng patakaran at desisyon ay nagmumula sa pamahalaang sentral. Maging ang yaman at kabang buwis ay hawak ng pamahalaang sentral. Sa ilalim ng pederalismo, ang mga kapangyarihan na ito ay hindi na nakasentro sa pambansang kabisera kundi ililipat sa mga pamahalaang lokal. Halimbawa, ang tungkulin ng pagpataw at pangongolekta ng buwis ay isasailalim na sa mga state government. Gayunpaman, may ilang uri ng buwis na hawak pa rin ng pamahalaang sentral habang ang iba ay paghahatian ng pamahalaang sentral at mga state government.

## PAANO MAKAKABUTI ANG PAGKAKAROON NG SISTEMANG PEDERAL KUNG IHAHAMBING SA SISTEMANG UNITARY?

a. grassroots empowerment - Dahil sa paglipat ng yaman at kapangyarihan sa maliliit na estado at mga pamahalaang lokal, lumalakas ang kakayahan ng mga estado upang mabigyan ng nararapat na solusyong naaayon sa wastong konteksto ang mga suliralin at isyung panlipunan at pang-ekonomiya.. Ang mas malalim na pagkaunawa ng mga pamahalaang lokal sa mga suliranin at isyung bumabalot sa kani-kanilang mga pamunuan ay magdudulot ng mas mainam na pagsulong ng ekonomiya. Sa loob ng pederal na sistema, magkakaroon ng mas malawak na konsultasyon sa mga lokal na komunidad sapagkat ang mga mamumuhunan at development planners ay maaari nang makipag-ugnayan nang diretso sa mga lokal na opisyal. Sa kabilang dako, sa loob ng kasalukuyang sistema, ang anumang hakbang ay kailangan munang dumaan sa pamahalaang sentral.

b. mabisang implementasyon - Kadalasan, nagiging mahirapang pagpapatupad ng mga patakaran at programa dahil sa hindi pagkakasundo ng mga pulitiko. Sa sistemang pederal, dahil sa lokal na autonomiya ng bawat estado, hindi na kailangang magkasundo pa ang mga pulitiko sa bawat isyu ng lahat ng estado. Binibigyang halaga ng pederalismo ang pagiging bukod-tangi ng bawat estado, kung kaya't hindi na kailangang magsagawa ng pambansang pamantayan. Ang pagkakasundu-sundo ay nararapat lamang makamit sa mga isyu at suliraning pambansa, habang ang mga asembleyang pang-rehiyon ay may kasarinlan sa pagpataw ng buwis, paggamit ng kanilang likas-yaman, at paghatid ng serbisyo gaya ng kalusugan, edukasyon, at pabahay. Ang pamahalaang pederal naman ay may katungkulan sa mga ibang isyu gaya ng pambansang seguridad, pananalapi, ugnayang pang-ibayong dagat, imigrasyon, kalakal at taripa.

c. pagtugon sa pambansang pagkakaisa at pagkakakilanlan - Pinangangalagaan at itinataguyod ng pederalismo ang lokal na kultura at wika ng iba.t-ibang rehiyon at lokalidad sa bansa. Ang ganitong kalagayan ang magbibigay-daan sa tunay na pagkakaisa na nakabatay sa pluralismong pangkultura, panlipunan, at pampulitika. Bilang halimbawa, maaari ring tingnan ang pederalismo bilang solusyon sa napakatagal nang suliranin ng rebelyon sa Muslim Mindanao kung saan ipinaglalaban ang pagkakapantay-pantay sa aspeto ng kultura at ekonomiya, at higit na kasarinlan.

## MAGKASIMBISA BA ANG DESENTRALISASYON SA LOOB NG SISTEMANG UNITARYO AT NG PEDERALISMO?

Ang desentralisasyon ay parehong administratibong desentralisasyon (deconcentration) at desentralisasyong pampulitika (devolution). Sa Pilipinas, halimbawa, ang pagpapatupad ng Local Government Code of 1991 ay nagbigay ng karagdagang kapangyarihan sa mga pamahalaang lokal sa aspeto ng pagplano sa paghatid ng mga serbisyo. Gayunpaman, ang pagpataw ng buwis at ang pangangasiwa sa



pondong nakalaan sa paghatid ng serbisyo ay hawak pa rin ng pamahalaang sentral na maaaring baguhin o ipitin ang mga plano ayon sa mga layunin nito.

Bagkus, kahit sa loob ng desentralisadong sistema, umaasa pa rin ang mga pamahalaang lokal sa kani-kanilang hati sa internal revenue allotment mula sa pamahalaang sentral. Dahil sa kakulangan ng pondo, mahina pa rin ang kakayahan ng mga pamahalaang lokal upang pangasiwaan ang kanilang sarili sa pagpapatupad ng kani-kanilang mga program mang pangkaunlaran.

## ANO ANG MGA BENTAHE NG SISTEMANG PARLYAMENTARYO KUNG IHAHAMBING SA SISTEMANG PRESIDENSYAL?

a. katatagan ng mga institusyong pampulitika - Sa sistemang parlyamentaryo, may kapanatilihan ang mga institusyong pampulitika at higit ang suporta ng mga kasapi ng partido at ng taumbayan sa mga institusyon kung ihahambing sa sistemang presidensyal.

b. maayos at mabisang pagdedesisyon - Dahil sa pagsasama ng sangay ng ehekutibo at lehislatura sa loob ng isang asembleya, mas mabilis ang pagdedesisyon at pagpapatupad ng mga batas, patakaran, at programa. Halimbawa na lamang ang Anti-Terrorism Bill na apat na taon nang tinutulak ng ehekutibo mula pa noong 2001, subalit hanggang sa natapos na ang sesyon ng ika-12 Kongreso ay hindi pa rin napapasinayaan bilang batas.

c. mabilisang pagtugon - Sa sistemang parlyamentaryo, nababawasan ang mga nakasanayang pangongompromiso at di pagkakasundo na siyang nakasasagabal sa pagpapatupad ng mga patakaran at programa ng pamahalaan. Halimbawa nito ang Expanded Value Added Tax, na dumaan pa sa napakaraming deliberasyon sa Kongreso bago pinasinayaan bilang batas. (www.pia.gov.ph) AYA

# MGA IBA`T-IBANG KALIPUNAN

BASA A MORO



KALIPUNAN NG MGA MORO

Inisorat
Ni Ust.
Abdullah Mustapha
First Translator, Ministry of Justice, Kuwait.

Da2 a lawan o datotano a Mohamad (saw) a bilangataw, kalalagan, mawngangen ago mapiya i parangay sa doniya2, ka soden so Allah i miyantogon sa kora2an, go dapen a miyakalawan ko Agamatano sa kambilangataw, ka inisogo2iyan so kambilangataw ona2an o daniyanpen kisogo2on ko kashambayang. Na ayaden a mitharo2on na so datotano a Mohamad (saw) a tigiyan a: Mata2an a ino2ako siyogo2 o Tohan ka anaken matarotop so mga pipiya a mga paparangayan. Sa kataya so ped ko mga mga pipiya a mga adat, paparangayan, ago mga okit sa kambilangataw

Si2iko Kambitiyara2i Sa Tilipono

* Igira a tomiyawag ta sa tilipono na oriyan o kapakagirawta a "Hello" na mapetharota da2an so ngaranta odita kilala o miyakasembag reketa, na gotabo2 ma2aloy so paganginta odi2 na so iphembitiyara2ita . Ibarat:

"Hello, saken si Bantogen, khapakay a mimbitiyara2iyaken si Lawanen".

* Igira a tomiyawageta ko walay o ginawa2ita na o salakaw a makasembag reketa, na kaylangan a mi2ishatawn pasin o mapipiya a ginawayran na gotawnbo2 isha2an so ipembitiyara2ita.

Ibarat:

a: "Hello, sakn si Bantogen, mapipiya kano san"
a: "Khapakay a mimbitiyara2iyakn si Kasan" .
b: "Oway, kataya"
a: "Salamat" .

* Igira a sketa i tiyawagan na oriyan o kapasad o bitiyara na aya kha2ona metad ko mayk a tilipono na so tomiyawag. Igira a sketa i tomiyawag na makaphanalamat ta sa kaposan o bitiyara, na gotabo2 btaden so mayk.

* Igira a miyathing so silponta a ana mindadarpa2ita,na makaphangni tawn sa ma2ap, sa kashembagata ko silpon, balabaw igira a sketa i bisita, na

# Manonompang Reka

okhaparo na tomo2 a malota ma2awat ko mindadanga2ita, ka an di2 kharimorng.

Da2 sa kambilangataw o bata sembaga so phembathing a dita rek a tilipono.

Si2iko Isaka Walay

* Igira a shisi2ita ko dita walay a khabayata somong sa katiliyas, na da2anta a phaka2odas ko khiwalay sa kapagosarata ko toylit, na makapasadeta ko toylit na maphakakasoyta ko kibebtadiyan, go khalompyowanta. Ma2ana langowan a pagosarnta ko dita walay na kaylangan a miyodasta ko khiwalay.

* Di2 khapakay o batadi2i panoronga so mga sold o mga kowarto o piyamisita2anta a walay, odi2 na batadi2i peleleka2i so mga rowasa2, odi2na so mga pagigimo o isaka walay, lagid o riprigiritor odi2 na so kabinit.

Si2i Ko Kakan

* Igira a pekhanta sa lamisa2an a madakl a mga pedta a pkhan, na di2 khapakay o bata kawa2a so mawatan rketa a lapad a o kawa2ata na khikayang a irk ta, na aya mapiya na khaboyota so mipago2obayta sa o khaparo na midawagiyan reketa.

* Kiya2opakatan sa kambilangataw sa kakan a aya phagosaran ko saridot na so sawaw, odi2 na so mga lolowig a khen, na so bgas na aya phagosarnon na so kosara, kna2 oba so saridot.

Etataros...

## NIYA SO PARIBASAN

Ni Ust. Wahibie Tamama

(Da'iyah & Social Researcher, KPCCenter)

I. NGIN DEN A KAPIA SO KADTALI SA MALNDO KA MAREGEN MIKAPOS!!

II. SO KATARIMA KO KARUMASAYAN NA MAGUNGA SA KAMISAN.

III. MAKAGAIP SA ISA A TAO A NAGAGANI SA BULAW INUNTA NA DALA KALABAW NIN, ENTUBA SO BARAS O KINA SABARIN.



# KALIPUNAN NG MGA BISAYA

## Unsa ang Pideral nga Sistema sa Pangagamhanan?

Kini maoy usa ka progresibong sistema sa pangagamhanan nga naghatag ug gibug-aton sa prisipyo o baruganan sa kinaugalingon diin ang mga lokal nga molopyo o komunidad gigarantiyahan sa higayon sa pagkab-ot sa kalambu-an segon sa ilang talag-saong hiyas , kulturanhong kalainan ug kursos naturales pinaagi sa ilang kaugalingong estado inubanan sa batakang balaod o lagda niini.

**Paunsa ang pagbahin-bahin sa gahum ug katungdanan ilalum sa usa ka Pideral nga Sistema?**

Ang bersiyon sa Pilipinas kabahin sa usa ka pideral nga sistema nagtuyok o gililok pa ug gidahum nga ang produktong moguwa mag-agi sa usa ka lawom ug hingpit nga konsultasyon o hisgot-hisgot nga mohaom sa lokal nga kahimtang. Sa ubang mga Pideral nga nasud, ang gahum sa pangagamhanan nabahin ngadto sa duha: sa mga Estado (mga rehiyon) ug sa Nasyonal o Pideral nga gobyerno. Ang gahom sa Nasyonal o Pideral nga gobyerno kasagaran naga-langkob sa mga sumusunod: nasudnong pag-panalipod (national defense), koryo (postal), langyaw nga mga kahimo-an (foreign affairs), imigrasyon ug panalapi. Samtang ang mga estado, uban sa ilang kaugalingong konstitusyon ug balaod (charter), ginakuptan ang mga batakang gahum sa pangagamhanan sama sa pagpa-ngolekta sa mga taripa, pamuhis ug pagpanguwarta, kahusay ug kalinaw, pampublikong tahas, katilingbanong pangkaayuhan, panglawas, edukasyon, palibot ug kursos naturales, plano sa kagamitan sa yuta ug tubig, reporma sa pangyuta ug banikanhong kalambo-an. Sa hisgutanan sa mga abut sa buhis, naandaan sa halos kadaghanan sa mga pideral nga nasud, nga ang 80% sa maong abut ibilin sa mga estado ug 20% lang ang ihatag ngadto sa nasyonal o pideral nga gobyerno. Kini sukwahi sa gakahitabo karon diin kinahanglan pang magpalimos ang lokal nga mga kagamhanan ngadto sa nasyonal aron makakuha og dako-dako nga gahin sa badyet. Ilalum sa usa ka pideral nga sistema, adunay hingpit nga gahum sa panalapi ang mga estado.

**Nganong usa ka Pideral nga Sistema man ang angay para sa Pilipinas?**

Ang usa ka sentralisadong porma sa gobyerno nga kasamtangang ginasunod sa Pilipinas gi-gama aron mo-sibo sa panginahanglan sa usa ka kolonyal nga gobyerno. Ang sentralisadong pamaagi kanunay nga gigamit ug gamiton isip hinagiban sa pagdominar ug pagkontrolar.

Ang atong sentralisadong pangagamhanan o gobyerno sa pagkakaron wala makasulbad sa batakang isyu sa walay kaangayan nga maoy amahan sa politikanhong pangamo (political patronage), kakulangan o kauwahi sa paglambo ,kawad-on, walay kalinaw, ug daw buta o bungol nga pangagamhanan .Mao ni nga mga multo nga nagpadayong naghadlok ug naghulga sa Pilipinas isip usa ka nasod. Ang Sentralisdong pangagamhanan nahimong inutil, walay pagsanong ug halayo sa katawhan. Tungod

niini, nakita ang dako nga panginahanglan sa pagtul-id niini pinaagi sa pagbag-o sa kasamtangang istruktura. Busa kinahanglan gayod nga ang gahom nga nakasentro sa Manila mabalhin ug mabahinbahin ngadto sa mga estado o rehiyon nga mas haduol na unya sa katawhan. Ang dugay na kaayo gina-pangayo nga autonomiya sa Moro National Liberation Front (MNLF) ug usa ka Independent Islamic State sa Moro Islamic Liberation Front (MILF) mahimo nga matubag ilalum sa usa ka Pideral nga sistema sa pangagamhanan. Ang kasamtanang sistema walay katakus sa pagsanong sa realidad sa talagsaong kultura ug heograpiya sa Mindanao ug sa tibook Nasod. Ang pagpangandoy sa usa ka "islamic state" mahimong matuman pinaagi sa usa ka Pideral nga sistema.



Unsang mga nasud ang adunay Pideral nga Sistema sa Gobyerno?

Sa kasamtangan, ang mga nasud nga Pideral ang sistema sa ilang gobyerno mao ang Malaysia, India, United Arab Emirates, Australia, Pakistan, Micronesia, Germany, South Africa, Switzerland, Yugoslavia, Belgium, Netherlands, Spain, Austria, Russia, Ethiopia,
Switzerland, Yugoslavia, Belgium, Netherlands, Spain, Austria, Russia, at Ethiopia.

Nganong dili na lang man tagaan og higayon ang Disentralisasyon ug Autonomiya?

Ang pagpatuman sa Local Government Code ug ang pagkatukod sa Autonomous Region for Muslim Mindanao kon ARMM adunay ilang kaugalingong mga kaayuhan. Pero luyo sa pagpadagan ug implementasyon niini nga mga balaod, gakakita nga mao ra gihapon ang kahimtang - politikanhong pangamo (patronage poltics), walay kalinaw, hinay nga pagpadangat sa mga batakang serbisyo ug sentralisado o nagsumikad sa taas padulong sa ubos nga pagplano ug pagdesisyon ug bisan pa man gani sa sa negosasyon sa kalinaw sa Mindanao and nagkupot mga taga-Manila lang gihapon. Sa sayon nga pagka-istorya, walay tiunay nga kabag-uhan nga nahitabo. Kining mga balaora, gikinangalan nga mo-saka sa ang-ang nga mas angayan ug sibo sa gina-pangayo nga pagpangkaugalingon (self-determination).

Unsa ang mga bentaha sa usa ka Pideral nga Sistema?

Tungod kay adunay klaro nga pagbahin-bahin sa gahum taliwala sa nasyonal (pideral) nga gobyerno ug sa mga estado, mas dako nga kinakaugalignan nga makab-ot sa mga miyembrong estado ug mahatagan og dakong higayon ang katawhan nga mag-dumala sa ilang kaugalingon nga mga kalihokan ingon usab sa pag-buot sa paggamit sa ilang kaugalingon nga mga badyet. Ang sistemang pideral usab nagatugot sa mga ka estado sa pagsanong sa kalainan sa ilang nagkadaiyang teritoryo. Ug tungod niini, adunay dakong tingog ang mga estado sa pagpatunhay, paggamit ug pagpalambo sa mga rekursos naturales nga nahimutang sa ilang mga tagsa-tagsa ka dapit. Ang sistemang Pideral nagaseguro nga adunay "political parity", kaangayan sa ekonomiya ug katilingbanong hustisya sa tanang rehiyon sa nasud. Aduna puy mas epektibo nga " check and balance" nga mekanismo ug maka-aghat og mas dali nga panag-ambitay taliwala sa katawhan ug mga lideres sa estado tungod kay mas duol ang sentro sa gahum.

Unsaon pagbag-o sa istruktura para mahimong usa ka Pideral nga sistema ang Gobyerno?

Mahimo lang kini pinaagi sa pagbag-o sa 1987 nga Konstitusyon sa Pilipinas (1987 Philippine Constitution) ug pinaagi sa usa ka Consitutional Convention diin ang mga delegado nga mo-lingkod paga-pilion sa katawhan.

Unsa ang gina-sugyot nga porma ilalum sa usa ka Pideral nga Sistema sa Gobyerno?

Wala pay nauyunan kung unsa gyud nga porma sa gobyerno ang paga-sundon. Sa karon, padayon pa ang pagtuon ug pagsusi sa mga nagklase-klaseng porma sa gobyerno sa 23 ka mga Pideral nga nasud. Padayon pa pod ang pagpa-higayon sa mga paghisgot-hisgot aron makuha ang pulso ug dugang kahibalo gikan sa katawhan kon unsa gayud ang porma nga angay ug haum sa kahimtang sa Pilipinas. Gi-sugyot pod nga kung mahimo dugang paghisgot-hisgot pa ang himo-on para maka-siguro nga mas daghan ang maka-apil sa atong katawhan niining importante kaayo nga proseso sa pagbag-o sa politikanhong sitwasyon.

Mga Relihiyon at Kultura
Pang-apat na Serye

# Ang Katolisismo

Ito ay may dalawang eklestiyastikal na kahulugan ayon sa Webster dictionary, una ay ang buong Ortodoks ng Kristiyanong Simbahan o ang pagsunod dito, at pangalawa, ang mga doktrina na paniniwalaan ng Simbahang Romano Katoliko o ang pagsunod dito. Ang salitang "katolisismo" ay hango sa salitang Griyegong καθολικός -ή -όν (katholikos), nangangahulugan ng "pangkalahatan" o "unibersal".

Ang pinakamaagang paggamit ng salitang "Simbahang Katolika" (Smyrnaeans, 8) ang sulat para sa mga Kristiyano noong 107 AD ng isang Obispo ng Antioch na si San Ignacio. Sa paggamit ng nasabing salita, itinakda ni San Ignacio ang kabuluhan nito sa unibersal na aspeto. Gayumpaman, hindi kasama sa nasabing kabuluhan ang mga erehe tulad ng mga hindi nagsisipaniwala na sa Banal na Pakikinabang ay naroon ang laman ng Tagapagligtas na si Hesukristo, na syang nagpakasakit para sa kasalanan ng mga tao, sya rin na binuhay na magmuli ng kaniyang Ama (Smyrnaeans, 7). Tinawag niya ang mga nasabing tao bilang "mababangis na hayup sa wangis ng tao" na hindi dapat "tanggapin ni kilalanin ( o pakisalamuhaan)" (Smyrnaeans, 4).

Samantalang, mayroong mas direktang paggamit ng salitang "Simbahang Katolika," na naghihiwalay sa Simbahang ito sa iba pang mga ereheng simbahan. Ito ay ang paggamit ni San Cirilo ng Herusalem (315-386 siglo). Sa Araling Katekismo, XVIII, 26, ibinilin ni San Cirilo na "kung paroroon ka sa mga siyudad, huwag mong basta hahanapin o ipagtatanong ang Tahanan ng Panginoon, (pagkat ang ibang sekta ng mga di karapat dapat (o kagalang-galang) ay sumusubok ding tawagin ang kanilang kural bilang tahanan ng Panginoon), bagkus ay inyong hanapin ang Simbahang Katolika, pagkat ang hindi nakasanayang pangalang ito, ang tunay na Banal na Simbahan, ang ina nating lahat, ang esposo ng ating Panginoong Hesukrsito; ang nag-iisang bugtong na Anak ng Diyos.

Ang salitang "Katoliko" ay ginagamit noon pa bilang pantuloy sa tunay at nag-iisang orihinal na Simbahan na itinatag ni Kristo at ng kaniyang mga Apostol. Ito rin ay napapaloob sa ibat ibang kredo (ng ibat ibang pakahulugan sa paniniwala). Ilan sa mga ito ay ang "Sumasampalataya Ako" (Ingles: Apostles' Creed) at Nicene Creed. Maging ang ibang denominasyon ng Kristiyanismo ay naniniwala na sila ang "katoliko". Nahahati sila sa dalwang grupo:

1. Yaong kagaya ng mga katoliko, Ortodoxong Silanganin, simbahang Ortodoxong Oriental, Simbahang Anglicano na may Apostolikong tagapamana mula pa sa ninunong simbahan.
2. Silang mga naniniwala na sila ay kabilang sa ispirituwal na angkan ng mga Apostol ngunit walang pinapanigang institusyonal na salin, mula sa kasaysayan ng simbahan. Hindi rin nila tinutukoy (o tawag) ang sarili nila bilang "Katoliko."

Ang mga Krsitiyano mula sa iba't-ibang denominasyon, kabilang na ang karamihan sa mga protestante ay nananalig sa "Isang Banal na Katoliko at Apostolikong Simbahan". Para sa mga protestante, ang karamihan sa kanila ay naniniwala na ang kanilang pananalig ay ang may pinakaisa sa lahat ng simbahang nasa ilalim ng pamumuno ng Panginoon at ng iisang Tagapagligtas, imbes na sa pinag-isang institusyonal na simbahan. Sa kanilang gamit ng salitang "katoliko", ginagamit nila ang maliit na titik "k" (katoliko, hindi Katoliko). Ang Kredong Apostoles (Apostles Creed) ay may linyang "Sumasampalataya ako sa ... banal na simbahang katolika ... (na may pagkakataon na ginagamitan ng malaking titik). Ginagamit ito sa mga pagsamba ng ibang mga protestante, ngunit hindi ng mga Alemang Luterano. Ang Kredong Niceno (Nicene Creed) naman ay kagaya rin ng Kredong Apostoles (Apostles Creed) na nagtataglay ng mga katagang "isang banal na katoliko at apostolikong Simbahan."

# Simbahang Katoliko Romano

Ang Simbahang Katoliko Romano o Simbahang Katoliko o Simbahang Katolika, ay isang Kristiyanong simbahan na nasa buong kapisanan kasabay ng Obispo ng Roma, na kasalukuyan ay ang Santo Papa, si Benedicto XVI. Binabakas ang pinamulan nito sa orihinal na pamayanang Kristiyano na itinatag ni Hesusat ipinalaganap ng mga Labindalawang Apostol, particular na si San Pedro.

Ang Simbahang Katoliko ay ang pinakamalaking simbahang Kristiyano, na nagkakatawan sa kalahati ng lahat ng mga Kristiyano, at ay ang pinakamalaking organisadong yunit ng anumang pananampalataya sa mundo. Ayon sa Statistical Yearbook of the Church, ang bilang ng nakatalang pandaigdigang kasapi ng Simbahang Katoliko sa katapusan ng 2005 ay 1,114,966,000, na malapit sa ika-anim na bahagi ng populasyon ng mundo.



Ang pandaigdigang Simbahang Katoliko ay binubuo ng isang Latin o Kanluranin at 22 Silanganing katolikong nagsasariling simbahang particular, kung saan lahat ay tumitingala sa Papa, na mag-isa o kasama ng Kolehiyo ng mga Obispo, bilang kanilang pinakamataas na autoridad sa daigdig sa mga paksa ng paniniwala, mga asal at ng pansimbahang pamamahala. Nakahati ito sa mga nasasakupang pook, karaniwan sa batayang teritoryal. Ang pamantayang teritoryal na yunit ay itinatawag na diyosesis sa simbahang Latin at eparkiya sa mga Silanganing simbahan. Ang bawat diyosesis o eparkiya ay nasa pamumuno ng isang Obispo, patriyarka o eparko. Sa katapusan ng 2006, ang buong bilang ng lahat ng itong mga nasasakupang pook ay 2,782.

# Paniniwala ng Katoliko Romano

Ang pangunahing paniniwalang pan-relihiyon ng mga Romano Katoliko ay ang mga nakibahagi sa pamamagitan ng iba pang mga Kristiyano na nagmula sa Bagong Tipan at bumabalangkas sa sinaunang mga kredo ng sinaunang konsehong ekumeniko, tulad ng Nicaea (325) at Constantinople (381). Ang pinaka-sentrong paniniwala na ang Diyos ay pumasok sa mundo sa pamamagitan ng pagkatawang tao ng kanyang Anak, si Kristo o ang Mesiyas, si Jesus na taga-Nasaret. Ang pagkakatatag ng simbahan ay binabaybay sa buhay at mga turo ni Hesus, na ang kamatayan ay sinundan sa pamamagitan ng muling-pagkabuhay at na siya pagkatapos ay nagpapadala ng Banal na Espiritu upang makatulong sa mga naniniwala. Ang tripling misyon ng pagka-diyos ay inilarawan sa doktrina bilang ang Banal na Trinidad, ang Diyos na isa sa kalikasan ngunit binubuo sa tatlong banal na mga persona.

Katoliko Romano ay naglakip ng espesyal na kabuluhan sa ritwal ng Binyag at Eukaristiya. Ang binyag ay pang-sakramentong pagpasok sa buhay-Kristiyano, at ang Eukaristiya ay isang alaala sa kamatayan ni Kristo at muling pagkabuhay na kung saan siya ay pinaniniwalaang nananahan sa kasalukuyang sakramento. Ang Eukaristiya ay kinikilala araw-araw ng simbahang Katoliko Romano. Tinuturing din ng mga Katoliko bilang Sakramento ng kapatawaran ng mga kasalanan sa pagkikipagkasundo sa simbahan (Confession), ordinasyon sa paglilingkod (Banal na Orders), kasal ng mga Kristiyano, kumpil (Confirmation), at ang pagpahid (Anointing) sa mga may sakit.

Ang doktrinang pang-moralidad ng simbahang Katoliko ay batay sa mga katuruan ng Bagong Tipan at pati na rin sa mga konklusyong narating ng simbahan, lalo na ng mga Santo Papa at iba pang mga guro ng simbahan. Kamakailan lamang ang Santo Papa at mga Obispo ay bumalangkas ng mga patnubay tungkol sa hustisyang panlipunan, pagkakapantay-pantay ng lahi, pag-alis ng mga sandata, karapatang pantao, kontraseptibo, at aborsyon. Ang mga opisyal na pagtutol sa mga artipisyal na kontraseptibo ay hindi tinanggap sa pamamagitan ng isang malaking bilang ng mga aktibong Katoliko. Ang pagbabawal ng simbahang Katoliko ng pag-aasawang muli matapos ang diborsiyo ay ang pinakamahigpit sa mga simbahang



# Ang Paggamot sa Kanser

## Part 2 of 2 Series



Chemotherapy

Ang chemotherapy para sa sakit na kanser ay isang gamot na maaring pumatay sa mga selula na may kanser habang hindi nito gaanong napipinsala ang mga normal na selula. Pinipigilan ng chemotherapy ang pagdami ng selula na may kanser.

Sa ilang pagkakataon, maaring sumailalim muna sa chemotherapy ang isang tao bago ito sumailalim sa ibang uri ng paggamot. Ngunit kadalasan sumasailalim muna sa ibang uri ng paggamot ang isang tao bago sumailalim sa chemotheraphy. Nakakatulong ang chemotheraphy sa pagpatay sa mga selula na may kanser na hindi natanggal sa operasyon o radiotherapy.

Para sa ilan kailangang manatili sa pagamutan habang sumasailalim sa chemotherapy. Ang iba naman ay maaring magpunta lamang sa pagamutan tuwing sasailalim sila sa chemotheraphy. Sa ilang pagkakataon, maaring ibigay ang chemotherapy sa kanilang mga sariling tahanan.

Ang isang tao ay kadalasan na sumasailalim sa chemotherapy sa loob ng ilang oras sa isang araw. Ito ay isasagawa sa loob ng ilang magkakasunod na araw pagkatapos nito maaring magpahinga ng dalawa hanggang tatlong linggo. Kadalasan sumasailalim ang isang tao sa ilang ulit ng chemotherapy sa loob ng maraming buwan.

Ang chemotherapy ay karaniwang ibinibigay sa pamamagitan ng pag-gamit ng hirringilya na tinutusok sa ugat. May mga tao na nilalagyan ng tubo sa ilalim ng balat upang makatulong sa pagsasagawa ng regular na chemotherapy sa isang ugat. Nanatili ang tubo sa ilalim ng balat hanggang matapos ang chemotherapy. Ito ay upang maiwasan ang pagka-pinsala sa inyong ugat. Maari din sumailalim sa chemotherapy sa pamamagitan ng pag-inom ng tableta, pag-iniksiyon sa inyong laman o muscle o sa pamamagitan ng pagpahid ng isang uri ng krim sa balat.

Maaring magkaroon ng ilang panandaliang epekto ang chemotherapy sa inyong katawan. Maari kayong magsuka, makaramdam ng pagkaalibadbad at maari din malugas ang inyong buhok sa ulo at sa ibang bahagi ng inyong katawan. Makakatulong ang pag-inom ng gamot sa inyong

pagsuka at alibadbad. Ang mga nalugas na buhok sa panahon na kayo ay sumailalim ng chemotherapy ay tutubo muli pagkaraan ng dalawang buwan pagkatapos ng inyong therapy.

Maari din magkaroon matagalang epekto sa inyong katawan ang chemotherapy. Maaring maapektuhan ang pertilidad ng isang tao
halimbawa, maaring hindi magkaroon ng regla sa maikling panahon o di kaya ay tuluyan ng hindi magkaroon ng regla. Kung balak ninyong magkaanak ngunit kailangan ninyong sumailalim sa cheomotherapy magtanong sa inyong manggagamot kung ano ang maari ninyong gawin
kaugnay nito. Halimbawa, maaring iimbak ng mga lalaki ang kanilang sperm sa isang klinika o pagamutan.

Mga bagay na gustong itanong sa doctor tungkol sa chemotherapy:

Gaano katagal ang paggamot sa chemotherapy? Anu-ano ang maaring maging epekto nito sa aking katawan? Mayroon bang magiging matagalang epekto ito sa aking katawan? Anu-ano ang maaring gawin upang mapangalagaan ang aking sarilli habang sumasailalim sa chemotherapy?

## Immunotherapy

Ang immune system ng ating katawan ay binubuo ng ilang grupo ng selula at bahagi ng mga katawan na nilalabanan ang ano mang sakit o impeksiyon na maaring dumapo sa ating katawan. Nakikilala nito ang pagkakaiba sa mga selula na may kanser at sa mga selula na normal. Ang immunotherapy ay gumagamit ng mga gamot na nagpapasigla sa immune system upang labanan ang kanser. Maaring sumailalim ang ibang tao sa immunotherapy sa pamamagitan ng pag-inom, habang para sa ibang tao sa pamamagitan ng pag-iiniksiyon sa ugat o ilalim ng balat. Maaring magkaroon ng epekto ang immunotherapy; kadalasan may hawig ito sa sintomas ng trangkaso. Maaring makaramdam ng ginaw, pag-kapagod, sakit ng ulo, sakit sa katawan, alibadbad, pagsusuka o pagtatae at pagpawis ng husto.

Mga dapat itanong sa inyong doctor tungkol sa immunotherapy:
Ano ang aking mararamdaman sa sandaling sumailalim ako sa immunotherapy. May mga bagay ba ako na dapat iwasan o kailangang gawin habang sumasailalim sa immunotherapy?

## Hormone therapy

May mga ilang uri ng kanser (halimbawa kanser sa prostate at ilang mga uri ng kanser sa suso) na nabubuhay at kumakalat sa pamamagitan ng mga hormones sa ating mga katawan. Maaring mapigilan ang pagkalat nito sa pamamagitan ng paggamot sa bahagi ng katawan na pinagmumulan ng kanser na ito. Maaring magamot ang mga may kanser sa pamamgitan ng pag-inom ng gamot o pag-sailalim sa isang operasyon upang tanggalin ang bahaging katawan na pinagmumulan ng mga hormones na ito. Ang uri ng paggamot ay depende sa uri ng kanser ng isang tao. Ilan sa mga pagbabago sa katawan na sanhi ng hormone treatment ay ang paglakas ng gana kumain, fluid retention at pagdadag sa inyong timbang. Sa ilang pagkakataon, maari din maapektuhan ang kalagayan ng inyong kalooban at ang inyong kagustuhan sa pakikipagtalik.

(Para sa karagdagang impormasyon tungkol sa kanser, mag-log-in sa www.cancervic.org.au)





# Mga Pinaniniwalaang Biyaya at magagawa ng Kapangyarihan ng Tagapaglikha na matatamo sa Buwan ng Ramadan at Shawwal

Ni: Skh. Abdulhadie Gumander
Executive Director, KPCCenter

Ang Awa, ang Pagpapatawad at ang Kaligtasan sa Impiyerno. Sinabi ni Propeta Mohammad (SAK):(..Buwan na ang una nito ay awa, at ang kalagitnaan nito ay kapatawaran, at ang huli nito ay kaligtasan sa Impiyerno) Ibno Khuzaimah. Sinabi rin niya: (Sinuman ang mag-aayuno bilang pananampalataya at paghahangad na matamo ang mga biyaya, papatawarin sa kanya ang mga nauna niyang kasalanan) Al-Bukhari.

Ang Pag-aayuno at ang Qur'an ay mga tagapamagitan: Sinabi ni Propeta (SAK): (Ang Pag-aayuno at ang Qur'an ay mga tagapamagitan sa alipin (ng Allah) sa araw ng pagkabuhay na muli. Sasabihin ng Pag-aayuno: Katotohanang pinagbawalan ko siya na kumain, uminom at mula sa kanyang pagnanasa sa mga araw ng Ramadan, kung kaya iligtas Mo siya sa pamamagitan ko. At sasabihin ng Qur'an: Katotohanang pinagbawalan ko siya na matulog sa gabi, kung kaya iligtas Mo siya sa pamamagitan ko, at maliligtas na silang dalawa) Ahmad.

Pagliligtas sa Impiyerno sa bawat pagtigil ng Pag-aayuno: Sinabi ni Propeta (SAK): (Nasa Allah sa bawat pagtigil ng Pag-aayuno ang Kanyang mga ililigtas) Ahmad.

Pagkakamit ng tanggulan mula sa Impiyerno: Sinabi ni Propeta (SAK): (Ang Pag-aayuno ay tagapagligtas at tanggulan mula sa Impiyerno) Ahmad.

Isang araw na Pag-aayuno ay katumbas ng Pag-aayuno sa loob ng sampung araw: Sinabi ni Propeta (SAK): (Ang Pag-aayuno sa Ramadan ay pumapantay sa Pag-aayuno ng sampung Buwan) Ahmad.

Nanalangin ang mga Anghel: Sinabi ni Propeta (SAK): (Nanalangin para sa kanila (mga nag-aayuno) ang mga Anghel ng kapawaran hanggang sa hindi pa nila maitigil ang kanilang Pag-aayuno) Ahmad.

Pagtanggap sa mga panalangin: Sinabi ni Propeta (SAK): (Tatlong panalanging tinutugunan: ang panalangin ng nag-aayuno hanggang hindi pa maitigil nito..) Al-Tirmidhi. At sinabi rin: (Panalangin ng nag-aayuno ay hindi babalewalain (ng Allah sa kanya)) Al-Baihaqi. Sinabi rin niya: (Katotohanang ang nag-aayuno ay mayroong panalangin na hindi babalewalain sa kanya habang ititigil nito) Ibno Majah.

Pagkakamit ng mga gantimpalang hindi kakayaning tuusin: Ayon sa kahulugan ng Talata ng Allah: ((Katotyohanang ipagkakaloob sa mga matiisin (nag-aayuno) ang mga gantimpalang na hindi na kakayaning tuusin)) Surah Az-Zumar 39: 10.

Binubuksan ang mga tarangkahan ng Paraiso, isinasara ang mga tarangkahan ng Impiyerno at itinatanikala ang mga demonyo. Sinabi ni Propeta: (SAK): (Kapag ang buwan ng Ramadan ay sumapit, ang mga tarangkahan ng Paraiso ay nangakabukas, ang mga tarangkahan ng Impiyerno ay nangakasara at ang mga demonyo ay nangakatali) Bukhari at Muslim.

Pagtatakda ng Paraiso sa bawat araw: Sinabi ni Propeta (SAK): (Igagayak ng Allah ang Kanyang Paraiso bawat gabi (ng Ramadan) at nagsasabi: ((Halos ang mga lingkod Kong matutuwid ay alisan na ng paghihirap at kapinsalaan at pagkatapos ay pupunta sila sa iyo (Paraiso)) Ahmad. Sinabi rin niya (Sumakanya ang Kapayapaan): (Sinuman ang mag-aayuno alang-alang sa Allah, itakda para sa kanya ang Paraiso bilang huling hantungan) Ahmad.

Pagpasok sa pintuang "Al-Rayyan" ng Paraiso. Sinabi ni Propeta (SAK): (Nasa Paraiso ang pintuang Al-Rayyan na pinapasukan ng mga nag-aayuno, na wala ng makakapasok bukod sa kanila, at kapag nakapasok na sila, isasara at wala ng makapasok kahit isa man) Al-Bukhari.

Higit na mabango ang amoy ng bibig ng



nag-aayuno kaysa sa amoy ng pabamong musko. Sinabi ni Propeta (SAK): (Ang amoy ng bibig ng nag-aayuno ay higit na mabango kaysa sa amoy ng pabangong musko) Muslim.

Pagkakamit ng dalawang kagalakan: Sinabi ni Propeta (SAK): (Makakamit ng nag-aayuno ang dalawang kagalakan; kagalakan sa sandaling itigil niya ang kanyang Pag-aayuno (sa takdang oras) at kagalakan kapag humarap na siya sa kanyang Panginoon dahil sa kanyang Pag-aayuno) Muslim.

Pagkakita sa Allah at pagtanggap ng biyaya mula sa Kanya: Sinabi ni Propeta (SAK): (..Maliban sa Pag-aayuno, sapagkat katotohanang ito ay tanging para sa Akin lamang at gagantimpalaan ko ito) Al-Bukhari.

Sa Ramadan kung kailan isagawa ang mga Dasal na Taraweeh: Sinabi ni Propeta (SAK): (Sinumang na kanyang isagawa ang mga Dasal sa gabi sa Ramadan (Taraweeh) bilang pananampalataya at paghahangad na matamo ang mga biyaya, patatawarin sa kanya ang mga nauna niyang kasalanan) Al-Bukhari.

Sa Ramadan kung kailan isagawa ang Iftar at Suhoor: Sinabi ni Propeta (SAK): (Ang mga tao ay patuloy na makatatanggap ng mga mabuti habang minamadali nila ang pagtigil sa Pag-aayuno) Al-Bukhari. Sinabi rin niya: (Kumain kayo ng Suhoor sapagkat nasa gayong pagkain (ang Suhoor) ang mga biyaya) Bukhari.

Sa Ramadan kung kailan isagawa ang pagpapa-Iftar: Sinabi ni Propeta (SAK): (Sinuman ang magpa-Iftar sa isang nag-aayuno ay maroon siyang matamo na gantimpalang katulad ng gantimpala niya (nag-aayuno, na hindi na kailanman mabawasan ang gantimpala ng nag-ayuno) Ahmad at At-Tirmidhi. Sinabi rin niya: (Sinuman ang nagpa-Iftar sa isang nag-aayuno, iyon ay maging kapatawaran sa kanyang mga kasalanan at kaligtasan niya sa Impiyernon.. At sinuman ang magpainom ng isang nag-ayuno, painumin siya ng Allah sa aking Bukal (Hawd) ng isang beses na hindi na siya makadanas ng pagka-uhaw hangga't sa kanyang pagpasok sa Paraiso) Ibno Khuzaimah.

Sa Ramadan kung kailan isagawa ang Umrah na katumabas ng Pag-hahajj: Sinabi ni Propeta (SAK): (Ang Pag-uumrah sa Ramadan ay katumbas ng Pag-hahajj na kasama ako) Bukhari at Muslim.

Sa Ramadan kung kailan magagawa ang mga Dasal para sa dakilang gabi, gabi ng karangalan o kapasiyahan (Lailatul Qadr): Ayon sa kahulugan ng Talata ng Allah: ((Katotohanang Aming ipinanaog ito (Qur'an) sa gabi ng Al-Qadr. At paano mo mapag-aalaman kung ano ang Gabi ng Al-Qadr?. Ang Gabi ng Al-Qadr ay higit na mainam sa isang libong buwan)) Surah Al-Qadr 97: 1-3. Sinabi ni Propeta (Sumakanya ang Kapayapaan): (Katotohanang ang Buwan na iyan ay sumapit sa inyo, nasa mga gabi nito ang isang gabing Al-Qadr, na higit na mainam sa isang libong buwan. Sinuman ang mapagbawalan sa mga kabutihang maidudulot nito, katotohanang napagbawalan sa lahat ng mga kabutihan..) Ibno Majah. At sinabi rin: (Sinuman ang magsagawa ng mga Dasal sa gabing Al-Qadr bilang pananampalataya at paghahangad na matamo ang mga biyaya, patatawarin sa kanya ang mga nauna niyang kasalanan) Al-Bukhari at Muslim. At sinabi rin niya: (Inyong sikapin maitayo ang Lailatul Qadr sa huling sampung araw ng Ramadan) Bukhari at Muslim.

Sa Ramadan kung kailan isagawa ang I'tikaf: Ayon sa Hadith ni Aisha (Kalugdan siya ng Allah): (Ang Sugo ng Allah ay nananatili sa Moske (nag-ii'tikaf) sa huling sampung araw ng Ramadan). Bukhari at Muslim.

Sa Ramadan kung kailan damihan ang mga gantimpala: Sinabi ni Propeta (SAK): (Sinuman ang lalapit sa Kanya (Allah) sa pamamagitan ng pagsagawa ng anumang mabuti ay parang gumawa ng isang obligasyon sa hindi buwan nito (Ramadan), at sinuman ang gumawa ng obligasyon ay parang gumawa ng pitumpung obligasyon sa hindi buwan nito (Ramadan)) Ibno Khuzaimah.

Sa Ramadan kung kailan damihan ang mga biyaya: Sinabi ni Propeta (SAK): (..At Buwan kung kailan dadami ang mga biyayaya para sa nananampalataya) Ibno Khuzaimah.

Sa katapusan ng Ramadan ay ipinamimigay ang mga kawang-gawa (Zakatul Fitr: Sinabi ni Propeta (SAK): (Gawin niyo silang yayaman sa araw na iyan (Araw ng Eid) Al-Daraqutni at Al-Baihaqi.

Matapos ang Ramadan kung kailan ipagdiriwang ang Eid Al-Fitr: Sinabi ni Propeta (SAK): (Sinuman ang bubuhay ng gabi ng (Eid) Al-Fitr at gabi ng (Eid) Al-Ad'ha ay hindi mamatay ang kanyang puso sa araw na mamamatay ang lahat ng mga puso) Al-Daraqutni.

Matapos ang Eid Al-Fitr kung kailan isagawa ang Pag-aayuno sa anim na araw ng Shawwal: Sinabi ni Propeta (SAK): (Sinuman ang nag-ayuno sa buwan ng Ramadan at pagkatapos ay sundan ng anim na araw ng Pag-aayuno sa buwan ng Shawwal ay katulad ng siya ay nag-aayuno sa loob ng isang taon) Muslim.

Ang Allah ang Higit na Makapangyarihan at Tagapamatnubay sa lahat.

Para sa komento: abgislam@maktoob.com



# Mga Paglilibang — Istilong Kuwait

Ang Kuwait ay bansang Muslim, at ang alak ay ipinagbabawal. Maipagmamalaki ng karamihan sa mga Kuwaiti na ang kanilang bansa ay kabilang sa mga bansang nagbabawal ng pag-inom at pagbebenta ng alak. Maaaring magtaka ang marami, papaano nagkakaroon ng kasayahan ang mga nakatira rito? Ang mga Kuwaiti ay mahilig mamasyal, tulad ng pagpunta sa mga tabing-dagat o sa disyerto. Sa tabing-dagat, ang isa ay maaaring mangisda, mamangka, maligo, gumamit ng jet ski o water skis. Sa disyerto naman ay maaaring mag-kamping, mangaso, sumakay ng isang buggies o maglakad-lakad.

Maraming mga malls sa Kuwait, at marami sa mga Kuwaiti, lalo na ang mga kababaihan – ay malimit mamalagi roon. Sa pagpunta sa pamilihan ay karaniwang magkasabay o magkakasama ang buong pamilya o mga magkakaibigan. Sa ganitong paraan ang buklod ng pagkakaibigan ay pinanunumbalik ng isa't-isa habang nagsa-shopping, kumakain o naglalakad lang sa paligid. Maraming mga malls ang mayroong modernong mga sinehan, kaya karamihan ay gumugugol muna ng ilang oras sa mga pamilihan bago manood ng mga palabas.

Ang pagkain ay mahalaga sa kultura ng mga Kuwaiti. Sila ay karaniwang kakain ng pananghalian sa kani-kanilang mga bahay, ngunit ang hapunan ay mas madalas sa labas. Mayroong iba't-ibang mga restawrang mapagpipilian. Kahit saan ka pumunta may mga maliliit na mat'am na nagbebenta ng mga sandwiches tulad ng falafel at shawarmas (hiniwa-hiwa na karne ng baka o manok). Ang ganitong mga mat'am ay karaniwang tinatawag na Arab o Kuwaiti fast foods. Hindi lamang masasarap ang mga pagkain dito, kundi mura pa, kung kaya kayang-kaya sa budget.

Ang mga kalalakihang Kuwaiti ay mahilig mamalagi sa mga Diwaniah, kung saan ginagawa ang pagtitipun-tipon sa isang bahay. Ang Diwaniah ay kadalasang ginaganap sa gabi, at ang bawat grupo ng mga miyembro ng pamilya o kaibigan ay may kani-kanilang mga diwaniah sa isang araw ng linggo. Ang isang lalaking Kuwaiti ay dumadalo ng hindi kinukulang sa dalawang diwaniah sa isang linggo. Sa lugar na ito madalas mapag-usapan ang mga isyu tungkol sa buhay, kultura, palakasan at ang pinaka-mahalaga -pulitika. Dito bukod-tangi ang mga Diwaniyah, sapagkat halos lahat ng mga bansa sa gitnang silangan, ang pakikipag-usap tungkol sa pulitika, at ang pamimintas sa gobyerno ay ilegal at maaaring dahilan sa pagkakasangkot ng gulo. Ayon sa Wikipedia, "Ang Diwaniah ay tinatawag na isang simbolo at patunay ng pagkakaroon ng demokrasya ng bansang Kuwait, kung saan ang mga tao ay Malaya para pag-usapan ang kahit anong gusto nila nang walang takot sa mga paglilitis".



Katotohanan! Ang tao ay nasa kawalan, Maliban sa mga sumasampalataya, At nagsisigawa ng mga kabutihan At nagpapayohan sa Katotohanan.

(Surat Al-Asr 103:2,3)

